# 50 DAHILAN para ipagdiwang ang 50 TAON NG NDFP




**21** **Isinusulong at ipinaglalaban ng NDFP ang programa sa abot kayang pabahay – magtatag ng komprehensibo at pambansang programa sa pabahay para sa masa, laluna ang maralitang taga-lungsod, manggagawa at malaproletaryado.**

**Karapatan ng mahihirap na komunidad na mabigyan ng sapat na tulong at panahon para lumipat sila ng tirahan, makakuha ng de-kalidad na serbisyong pabahay, kasama ang kabuhayan at iba pang serbisyong panlipunan.**

## *Payatas*

*Musikang Bayan*

Sinikap naming kami ay mabuhay
nang payapa at marangal
Kumain man kami, aming pinagpaguran
walang kapwang ninanakawan
walang kapwang nilalamangan

*Refrain:*
Ngunit (pagkat) lagi ninyo kaming pinapalayas
Ang tahanan nami´y winawasak
Pinalipat-lipat kung saan-saan
kung ilang beses na´y hindi ko na alam

*Koro:*
At nangako kayo ng lupang tirahan
ngunit ibinigay niyo´y basurang libingan
(ulitin 2x)

ng aming anak, asawa´t magulang

Kami hindi na muling aasa
at maniniwala sa inyong salita
di namin kailangan inyong pakikiramay
kayong maysala´t duguan ang kamay
sa pagkawala ng maraming buhay

*(ulitin ang refrain)*
*(ulitin ang koro)*

Sinikap naming muli ay mabuhay
Ngunit kayo itong sa ami´y pumapatay
Mga tinig nami´y malaon nang sinupil
Ngayo´y naniningil at naghihimagsik
Sa sistemang ito ay naghihimagsik

Aaah... aaah... aaah...